# 50 DAHILAN para ipagdiwang ang 50 TAON NG NDFP




## 28 Ipinaglalaban ng NDFP ang adhikain ng bayan para sa tunay na kalayaan ng Pilipinas. Tinutuligsa nito ang pagpapakatuta ng reaksyunaryong gubyerno sa imperyalismong US habang ikinikintal sa mamamayang Pilipino ang tunay na diwa ng pagmamahal sa bayan.

### *Huwag ka nang manangis, Inang Bayan!*

*mula sa Dagitab 1995*

Hindi pa rin nalalagot ng punglo ang tanikala
Pagkatapos ng panahon sa matagal na pagluha
Si Hule mo'y Japayuki o dinustang mga mutya
Na lagalag sa daigdig at duguan ang dambana.

Hindi pa rin makatagpo ang naglahong kaluluwa
Gayong dayong mandirigma'y bumalik na sa kanila
Pagsanib sa dayuhan dinawag ng palamara[1]
para bang takot na dumangal[2] at tumayong mag-isa

Umalis ang puting dumagsa ang bagong dayo
Na inakit at sinamba para lang managano[3]
Pumunta sa Pilipinas naroroo'y paraiso
Tinitingi itong lupa at lahing Pilipino.

Ayaw ko nang lumuha ka bayan ko
Ayaw ko nang kaawaan ang sarili mo
Ayaw ko nang mamighati sa pagsamo
Ayaw ko nang managhoy ang kawawang katutubo.

Natuto na yaring lahi sa turo ng kasaysayan
Sa madugong pagbubuo patungong kasarinlan
Walang magsasagip kundi ating kakayahan
Sa lahi magliligtas ay aping mamamayan.

Sa apoy ng bagong punglo kalaba'y pupuksain
Kalawang ng pagkadusta'y pupunitin
Itatampok ang sarili pagkata'y pararangalan
May diwa ng isang wika sa lahi tatanghalin

Gigisingin na ng lunggati ang daan taong panaginip
At iasa ang pagtatayo sa apoy ng ating dibdib
Mga dustang karangalan aakayin sa pagbalik
Gagamutin ng kampupot sugatang pananalig.

Bayan tuyo na ang aming luha
May hawan na ang balangaw
May gabay na ang mga yapak sa paghakdaw
Mula rito patungo sa himagsikan.

Lalaban ka bayan handa kami sa pagtugon
Sa digmaang dì natapos ng may pangakong iaagdon
Isang lahing nagbigkis sa diwa at nilalayon
Isang lahing nabuo sa paglalakbay ng rebolusyon

Huwag ka nang manangis, Inang Bayan!
May diwa ng pumupula sa lunsod at kabundukan
Mga anak mo'y pagod at tuloy sa paglaban
Bukas kakamtin ang tunay na kalayaan.

*1 traydor*
*2 maging marangal o kapita-pitagan*
*3 ilaan ang sarili sa isang tungkulin o gawain*